Grenfell Tower
Inquiry

# PAGTATANONG SA GRENFELL TOWER INQUIRY: YUGTO 1 BUOD NG REPORT

## REPORT ng PAMPUBLIKONG PAGTATANONG sa SUNOG sa GRENFELL TOWER noong 14 HUNYO 2017

**Pangulo: The Rt Hon Sir Martin Moore-Bick**

**Oktubre 2019**

Grenfell Tower
Inquiry

# PAGTATANONG SA GRENFELL TOWER INQUIRY: YUGTO 1 BUOD NG REPORT

## REPORT ng PAMPUBLIKONG PAGTATANONG sa SUNOG sa GRENFELL TOWER noong 14 HUNYO 2017

**Pangulo: The Rt Hon Sir Martin Moore-Bick**

**Oktubre 2019**

# Mga Nilalaman

**Ang Yugto 1 na Buod ng Report ay naglalaman ng sumusunod na mga yugto mula sa buong Bahagi 1 na report:**

# Kabanata 2

# Buod ng Tagapangasiwa

## Buod

2.1 Ang unang report ng Pagtatanong sa Grenfell Tower ay nahahati sa anim na bahagi. Ang **Bahagi I** ay naglalaman ng malawak na panimula sa mga event na isinagawa noong mga oras ng umaga ng Hunyo 14, 2017. Naglalaman ito ng mismong paglalarawan ng Grenfell Tower at ng organisasyon ng London Fire Brigade (LFB) at isinasaayos ang eksena parasa **Bahagi II**, na naglalaman ng detalyadong pagsasalaysay na tala ng sunog at ng mga hakbang na isinagawa upang tugunan ito. Ang **Bahagi III** ay naglalaman ng mga konklusyon ko tungkol sa pinagmulan at paglaganap ng apoy at ang pag-analisa ko ng tugo ng LFB at ng ibang pang-emergency na mga serbisyo na tumulong sa insidente. Ang mga pagdinig na nagpapaalala sa mga taong namatay ay binubuo ng mahalagang bahagi ng pagdinig ng Pagtatanong. Ang buod ng pagpaparangal na binigay sa kanilang mga mahal sa buhay ng kanilang mga pamilya at mga kaibigan ay nilalaman ng **Bahagi IV** na ito. Ang **Bahagi V** ay naglalaman ng mga rekomendasyong nagmula sa mga resultang isinagawa noong ua sa report at ang **Bahagi VI** ay nagmamasid upang tukuyin ang ilan samga bagay na may partikular na kahalagahan kung saan ang Pagtatanong ay magtutuon ng pansin sa Yugto 2.

2.2 Nagpapasalamat ako sa mga taong nagbigay ng ebidensya, iyong mga tinawag para magbigay ng ebidensya nang personal at mga taong nagbigay ng nasusulat na mga pahayag pero hindi tinawag. Lubhang batid ko na marami sa mga taong iyon na nagbigay ng ebidensya ay nagkaroon ng mapanghamon at emosyonal na karanasan.

## Bahagi I: Mga background ng usapin

2.3 Ang **Kabanata 1** ng report ay naglalaman ng pangkalahatang panimula ng Pagtatanong. Dito ay ipinaliliwanag ko kung bakit nagpasya akong magsagawa ng pagtatanong sa dalawang yugto at kung paano isinaayos ang Yugto 1, umpisa sa pag-alaala ng mga taong namatay sa sakuna. Itinawag ko ng pansin ang katotohanan na ang Pagtatanong ay isinasagawa sa patas na mga imbestigasyon na isinasagawa ng Metropolitan Police Service (MPS) at ng Medico-legal ng Kamahalan para sa Inner London (West), na si Propesor Fiona Wilcox.

2.4 Ang **Kabanata 3** ay naglalarawan mismo sa Grenfell Tower, na nakumpleto noong 1974, at ang mga pagbabago na magkasabay na isinagawa sa gusali at sa mga katabi nito, na humantong sa pinaka kamakailang pagsasaayos ng tower, na nakumpleto noong 2016. Ipinaliliwanag nito ang magkahalong parentahan at paarkilahang mga property sa tower, ang komunidad na naninirahan doon, at ang iba't ibang function ng Royal Borough of Kensington and Chelsea (RBKC) bilang may-ari ng gusali at ang RBKC Tenant Management Organisation (TMO) bilang tagapangasiwa nito.

2.5 Sa **Kabanata 4** may paliwanag ng mga simulaing na nagpapalakas sa kaligtasan sa sunog sa matataas na residensyal na gusali, tulad ng Grenfell Tower, na nagdulot ng paggamit ng estratehiyang “stay put” bilang tugon sa mga sunog na nagaganap sa loob ng mga indibidwal na apartment.

2.6 Ang buod ng pangunahin at pangalawang lehislatibo na nauugnay sa orihinal na konstruksyon at ang dating pagsasaayos ng Grenfell Tower ay matatagpuan sa **Kabanata 5**, kasama ang reperensya sa tiyak na mga aspekto ng nauugnay na gabay sa mga pamamaraan ng pagsunod sa mga lehislatibong kahilingan.

2.7 Ang **Kabanata 6** ay nagbibigay ng pananaw sa pagsasaayos. Naglalaman ito ng paglalarawan ng bagong sistema ng cladding, na nauugnay sa mga pagbabago sa mga pinto at sa kanilang paligid, at ang pagdaragdag ng architectural crown, gayundin ang iba pang mga feature ng gusali na naglalayong magsulong ng kaligtasan sa ganapan ng sunog.

2.8 Ang istruktura at organisasyon ng LFB, kabilang ang ayon sa batas na mga pananagutan, ang mga simulain na namumuno sa mga operasyong ito (lalo na ang kaugnayan sa pag-apula ng apoy sa matataas na gusali)at kagamitan na magagamit kung kinakailangan ay inilalarawan sa **Kabanata 7**. Ang kabanatang iyon ay naglalaman ng paglalarawan ng control room at ang pamamaraan nito sa pagtatrabaho. Pinagtitibay ng kabanata ang deskripsyon ng ilan sa kagamitang ginagamit ng LFB kung saan ang pagsangguni ay isinagawa sa kasunod na mga kabanata.

2.9 **Ang Kabanata 8** ay tumutukoy sa sunog sa Lakanal House, na kumakatawan sa mahalagang aspekto ng background ng sunog sa Grenfell Tower. Noong ika-3 ng Hulyo 2009 ang sunog ay nagsimula sa 9 na palapag ng Lakanal House, ang 14 na palapag na gusali sa Southwark. Kumalat nang mabilisang apoy sa ibang mga palapag at nakaapekto ang sunog sa malalaking bahagi ng gusali. Anim na tao ang namatay. Ang medico-legal ay nagsagawa ng ilang rekomendasyon para sa pagbabago kasunod ng sunog, ang ilan ay ipinag-utos sa LFB. Sinulyapan ng LFB ang detalyadong panloob na pagrepaso ng mga kasanayan nito at mga polisiya kaugnay ng pangangasiwa sa tawag sa 999 sa pangkalahatan at partikular ang mga tawag na nangangailangan ng potensyal na nakapagliligtas buhay na gabay sa pagliligtas sa sunog o fire survival guidance (FSG na mga tawag). Kinuwestiyon ng pagrepaso kung dapat ipagpalagay ng control room na maaabot agad ng mga bumbero ang mga tumawag sa FSG at kung sa pangkalahatan ay wastong binabalanse ang panganib ng pananatili laban sa panganib ng pagtatangkang tumakas. Sa kabila ng mga pagbabago ng polisiya, ang katulad na mga pagkukulang ay ipinakita ng control room kapag tumutugon sa mga tumatawag mula sa Grenfell Tower.

## Bahagi II: ang mga pangyayari noong ika-14 ng Hunyo 2017

2.10 **Kabanata 9 – 20**, na bumubuo ng **Bahagi II** ng report, na naglalaman ng detalyadong pagsasalaysay ng mga pangyayaring isinaayos sa 11 magkahiwalay na mga panahon sa pagitan ng 00:54, pagkatapos lamang makatanggap ang control room ng unang tawag may kinalaman sa sunog sa Grenfell Tower, noong 08:10, nang umalis ang huling nakaligtas sa tower. Ang tala ay umaasa sa ebidensya ng mga nakaligtas at bumbero, source materyal tulad ng mga record ng tawag sa 999, at ang ebidensya ng mga ekspertong testigo na tinawag upang tumulong sa Pagtatanong. Bawat oras ay sumasaklaw sa pagkilos ng sunog, ang mga pangyayari sa insidente sa unang palapag at sa control room, ang mga kondisyon mismo ng tower, ang paggalaw ng mga nakatira, at ang mga aksyon ng MPS, ang London Ambulance Service (LAS), RBKC at ng TMO. Ang Apendiks A sa Bahagi II ay naglalaman ng listahan ng mga taong naroon sa tower simula 00:54 at sa oras na umalis sila ng gusali.

2.11 Ang sumusunod na mga pangunahing event ay bumubuo ng pundasyon ng Salaysay:

**00:54** Tumawag si Behailu Kebede sa 999 para iulat ang sunog sa Flat 16, floor 4 ng Grenfell Tower.

**00:59** Dumating ang unang mga bumbero sa tower.

**01:09** Nagsimula ang sunog sa Flat 16 patungo sa labas na cladding at nagsimulang umakyat sa silangang harapan nang mabilis.

**01:14** Pumasok ang mga bumbero sa kusina ng 16 sa unang pagkakataon.

**01:21** Unang tawag sa 999 sa control room mula sa nakatira sa tower (Naomi Li, Flat 195, floor 22).

**01:25** Unang tawag sa 999 para ireport ang usok na nagmumula sa flat mula sa pasilyo (Denis Murphy, Flat 111, floor 14).

**01:26** Dineklara ng MPS ang Malaking Insidente.

**01:27** Umabot ang sunog sa bubong at nagsimulang kumalat pahalang .

**01:29** WM Michael Dowden, ang komandante ng insidente ng LFB, ay gumawa ng pagbomba na 20 (na ginawa mula 4 hanggang 6, hanggang 8, hanggang 10 at hanggang 15 sa pagitan ng 01:13 at 01:28).

**01:30** Unang tawag sa 999 na nirereport ang sunog na pumapasok sa flat (Mariem Elgwahry, Flat 196, floor 22).

**01:31** Si WM Dowden ay gumawa ng 25 na pagbomba. Sa pagkakataong ito ay 110 ng 297 na nakatira ang nakatakas; ang sunog ay nagsimulang kumalat sa hilagang itaas ng tower.

**01:42** Ibinalita ng LAS ang Malaking Insidente.

**01:45** Dumating ang unang helikopter ng NPAS (pulis) helicopter sa pinangyarihan.

**01:50** Ibinigay ni WM Dowden ang kautusan para sa insidente kay SM Andrew Walton. Sa oras na ito 168 ng 297 na nakatira ang nakatakas.

**01:58** Ibinigay ni SM Walton ang kautusan para sa insidente kay DAC Andrew O'Loughlin.

**02:00** Ang mga apoy ay kumakalat sa hilaga at silangang itaas ng tower, at nagsimulang kumalat sa paligid ng tuktok at pahilis papunta sa harapan ng gusali, na nakakaapekto sa mga flat sa timog-silangan at hilagang-kanluran na mga sulok.

**02:04** Ipinahayag ni GM Richard Welch na siya ng komandante ng insidente, hindi niya alam na tinanggap na ni DAC O'Loughlin ang utos.

Nagbomba si GM Welch ng 40.

**02:06** Ibinalita ni GM Welch ang malaking Insidente.

**02:11** Tinanggap ni DAC O'Loughlin ang tungkulin mula kay GM Welch.

**02:15** Dumating si SOM Joanne Smith sa control room.

**02:17** Nagpunta si Bridgehead mula sa floor 2 patungo sa floor 3.

**02:20** Nagsimulang kumalat ang apoy patungo sa bandang itaas ng timog.

**02:26** Ibinalita ng LAS ang Malaking Insidente

**02:35** Nagpasya ang control room na ipawalang-bisa ang payo na "stay put" at sinabi sa mga nakatira na tawagan ang 999 para umalis sa tower.

**02:44** Tinanggap ni AC Andrew Roe ang utos sa insidente mula kay DAC O'Loughlin.

**02:47** Pinawalang bisa ni AC Roe ang payo na "stay put".

**02:50** Kumalat ang apoy nang pahalang sa buong timog na itaas na bahagi ng tuktok .

Dumating si Commissioner Dany Cotton sa Grenfell Tower.

**03:00** Nagsimulang kumalat ang apoy sa buong kanlurang bahagi ng itaas ng tower, mula hilaga patungong timog.

**03:08** Lumipat si Bridgehead sa pasilyo ng unang palapag.

**03:20** Unang pagpupulong ng Tactical Co-ordination Group (TCG).

**03:30** Patuloy na kumalat ang apoy sa buong timog at kanlurang itaas ng tower.

**04:02** Nagsimulang magtagpo ang mga apoy sa timog at kanlurang itaas sa tuktok ng timog na sulok ng kanlurang harapan.

**08:07** Si Elpidio Bonifacio,ang huling nakaligtas para iwan ang tower ay lumikas.

# Bahagi III: Mga Konklusyon

## Ang dahilan at pinagmulan ng sunog at pagtakas nito mula sa Flat 16

2.12 Sa **Kabanata 21** Isinaalang-alang ko ang sanhi at pinagmulan ng sunog at napag-alaman na nagsimula iyon sa pagpalya ng kuryente sa malaking pridyider-priser sa kusina ng Flat 16, kung saan si Behailu Kebede ay hindi sinisisi. Hindi ko natukoy ang saktong katangian ng pagpalya sa pridyider-priser, pero hindi iyon gaanong binibigyan ng importansya kaysa sa paghahanap kung paanong ang isang karaniwang appliance sa bahay ay naging sanhi ng ganoong nakapipinsalang resulta. Ang tanong na iyan ay ipinagpatuloy sa **Kabanata 22**, kung saan nalaman ko na:

a. Ang apoy ay malamang na pumasok sa cladding bilang resulta ng mainit na usok na nakaapekto sa uPVC na hamba ng bintana, na nagdulot ng pagkasira at pagbagsak at dahil dito ay nagbigay ng pintuan sa butas sa pagitan ng insulation at ACM cladding na mga panel kung saan ang apoy at mainit na gas ay dumaan. Gayunman, posible (subalit hindi gaanong posible) na ang apoy mula sa sunog sa pridyider-priser ay dumaan sa bukas na bintana ng kusina at nakaapekto sa ACM cladding na mga panel sa itaas.

b. Nakapasok na ang apoy sa cladding bago pa mabuksan ng mga bumbero ang pinto ng kusina sa Flat 16 sa unang pagkakataon nang 01:14.

c. Ang sunog sa kusina na medyo katamtaman ang sukat ay kitang-kita.

## Ang kasunod na paglaki ng apoy

2.13 Ang paglaki ng apoy pagkatapos nitong pumasok sa cladding ay isinaalang-alang sa **Kabanata 23**. Nang makalabas ang apoy sa Flat 16, mabilis itong kumalat sa silangang harapan ng tower. Pagkatapos ay kumalat ito sa paligid ng tuktok ng gusali sa parehong direksyon at bumaba sa gilid hanggang lumapit ang apoy sa unahan na nagsalubong sa kanlurang unahan malapit sa timog-kanlurang sulok, na binalutan ang buong gusali nang halos tatlong oras. Natuklasan ko na:

a. Ang pangunahing dahilan kung bakit napakabilis kumalat ng apoy sa itaas, sa ibaba at sa palibot ng gusali ay ang pagkakaroon ng aluminium composite material (ACM) rainscreen na mga panel na may polyethylene sa loob, na nagsilbing pinagmumulan ng fuel. Ang pangunahing mekanismo para sa pagkalat ng apoy pahalang at pababa ay ang pagkatunaw at pagtulo ng nagsusunog na polyethylene mula sa tuktok at mula sa spandrel at hanay na mga panel, na nagpasiklab ng apoy pababa sa gusali. Ang mga apoy na iyon ay naglakbay pabalik sa gusali, na nagpahintulot sa apoy sa unahan na lumaki pahalang sa bawat harapan ng tower.

b. Ang pagkakaroon ng polyisocyanurate (PIR) at phenolic foam na mga insulation board sa ilalim ng mga ACM panel, at marahil ang mga bahagi ng palibot ng bintana, ay nag-ambag sa antas at lawak ng patayong pagkalat ng apoy.

c. Ang tuktok ang pangunahing responsable sa pagkalat ng apoy pahalang, at ang mga hanay ay pangunahing ruta ng pagkalat ng apoy pababa.

## Ang kawalan ng mga compartment at ang pagkalat ng apoy sa buong tower

2.14 Sa **Kabanata 24** Isinaalang-alang ko ang ebindensyang nauugnay sa pagpasok sa gusali ng apoy at usok at ang mabilis na pagkawala ng kompartimento. Ang sunog sa labag ng gusali ay mabilis na nakapasok sa maraming flat at ang usok ay kumalat nang mabilis sa loob ng gusali. Bilang resulta, ang epektibong kompartimento ay nawala sa maagang yugto. Nabigo ang kompartimento dahil:

a. Ang tindi ng unit ay labis kaya ang salamin sa mga bintana ay hindi maiiwasang nasira, na nagpahintulot sa sunog na pumasok sa mga flat.

b. Ang mga yunit ng extractor fan sa mga kusina ay may tendensyang masira at matanggal, na nagbigay ng daanan.

c. Pumalya ang maraming pangunahing pamamaraan ng pagprotekta sa sunog sa loob ng tower. Kahit na ang ilan sa mga pintong lagusan kapag may sunog ay nakapanindigan sa usok, ang iba ay hindi. Ang ilan ay naiwang bukas at hindi naisara dahil wala silang epektibong mga device sumaradong mag-isa; ang iba ay sinira ng mga bumbero o pinuwersang buksan gamit ang mga kagamitan sa pagsugpo sa sunog.

2.15 Ang pagkalat ng apoy at usok sa loob ng tower ay inilarawan sa **Kabanata 25**. Maraming pasilyo ang nagsimulang mapuno ng usok nang mga 01:20 at ang ialn ay punong-puno na ng usok nang 01:40. Noong 02:00 napakarami na ang nabalot ng makapal na usok. Hanggang sa mga 01:50 kakaunti na ang usok sa mga hagdan; dahil doon 168 tao ang nagawang makatakas Pagkatapos nang oras na iyon ang mga hagdan ay nagsimulang mapuno ng usok, lalo ang ibabang mga palapag. Sa ibang palapag ang usok ay napakakapal at napakainit. Noong 02:20 ang usok sa mga hagdan ay nagdulot ng panganib sa buhay, ngunit ang mga hagdan ay talagang hindi madadaanan ng lahat pagkatapos ng oras na iyon.

## Pagsunod sa Mga Regulasyon ng Gusali

2.16 Hindi ko orihinal na intensyon na isama sa Yugto 1 ng Pagtatanong ang imbestigasyon hanggang sa ang gusali ay sumunod sa mga kinakailangan ng mga Regulasyon ng Gusali. Gayunman, katulad ng ipinaliwanag ko **Kabanata 26**, may nakahihikayat na ebidensya na ang panlabas na mga pader ng gusali ay hindi sumunod sa mga Kinakailangan B4(1) ng Iskedyul 1 sa mga Regulasyon ng Gusali 2010, dahil doon ay hindi nila sapat nalabanan ang pagkalat ng apoy pagdating sa taas, gamit at posisyon ng gusali. Sa kabaliktaran, aktibo nilang isinusulong ito. Kinakailangan sa Yugto 2 na suriin kung bakit itinuring ng mga taong responsable para sa disenyo ng pagsasaayos na natugunan ng tower ang mahalagang kinakailangang iyon.

## Ang LFB: pagpaplano at paghahanda

2.17 Plano at paghahanda ng LFB para sa mga sunog sa matataas na gusaling sinuri sa **Kabanata 27**. Ipinag-uutos ng pambansang gabay sa mga serbisyo ng sunog at pagliligtas na gumawa ng mga plano sa paglikas anuman ang mangyari upang harapin ang mga sunog sa matataas na gusali na kumalat higit pa sa kompartimento ng pinagmulan na nagdulot ng pagiging mahina ng estratehiyang “stay put”. Dapat nilang maunawaan na kapag ang bahagi o buong paglikas ay kakailanganin at magbibigay ng angkop na pagsasanay sa mga komandante ng insidente para sa anumang ibinigay na mataas na gusali sa kanilang lugar.

2.18 Ipinakikita ng polisiya ng LFB para sa pag-apula ng apoy sa matataas na gusalo, PN633 na ang paglikas sa mataas na gusaling residensyal ay maaaring kailanganin at minumungkahi na sa oras ng pagbisita ng mga opisyal upang maging pamilyar ay isaalang-alang ang mga pagsasaayos ng paglikas. Gayunman, ang paghahanda ng LFB at pagpaplano para sa sunog katulad ng nasa Grenfell Tower ay lubhang hindi sapat. Lalo na:

a. Ang mga mga dalubhasang komandante ng insidente at mga senior officer na tumulong sa sunog ay walang pagsasanay sa partikular na mga panganib kaugnay ng cladding na

madaling magliyag, kahit na alam ng ilan sa mga senior officer ang ilan sa mga katulad na mga sunog na naganap sa ibang bansa, at ang katotohanan ang mga materyal sa konstruksyon at pamamaraan ng konstruksyon ay ginagamit sa harapan ng mataas na gusali na may limitadong pagkaunawa ng kanilang kilos at performance sa sunog.

b. Ang mga komandante ng insidente ng LFB ay walang pagsasanay kung paano kikilalanin ang pangangailangang lumikas o paano magsasaayos nito.

c. Walang plano ng paglikas anuman ang mangyari para sa Grenfell Tower.

d. Kahit ipinahihiwatig ng LFB na pinananatili ang operational risk database (ORD) para sa mga gusali sa London at may polisiya ng pagsusuri sa panganib na (PN800) magagamit ng lahat ng nagtatrabahong mga bumbero sa insidente, ang entry ng ORD para sa Grenfell Tower ay halos walang laman na impormasyong magagamit para sa komandante ng insidente na tinawag sa sunog. Ang nasabing impormasyon katulad ng nilalaman ng ORD ay ilang taon ng paso at hindi nagpapakita ng mga isinagawang pagbabago sa pamamagitan ng pagkukumpuni.

e. Sa ilang mga kaso, ang basic na impormasyong nauugnay sa tower na isinagawa ng LFB ay mali at sa iba, lahat ng mga iyon ay nawawala.

## Ang LFB: sa lugar ng insidente

2.19 Ang mga konklusyon tungkol sa mga operasyon sa lugar ng insidente ay makikita sa **Kabanata 28**. Ang mga bumberong sumaklolo sa tower ay nagpakita ng pambihirang tapang at walang makasariling debosyon sa tungkulin, pero ang mga unang komandante ng insidente ay medyo mababa ang ranggo kahit na makaranasan. Hinarap nila ang sitwasyon kung saan hindi sila angkop na nakapaghanda. Lalo na:

a. Wala sa kanila ang waring nagawang unawain ang mga posibilidad ng pangkalahatang pagpalya ng kompartimento o ang pangangailangang lumikas ng marami; hindi nila nagawang kontrolin ang sitwasyon ni nagawang baguhin ang diskarte.

b. Dapat isinagawa ang desisyon upang isaayos ang paglikas sa tower hangga't kaya pa noong naging malinaw na hindi na kayang kontrolin ang apoy at pumalya na ang kompartimento. Ang desisyong iyon ay dapat isinagawa sa pagitan ng 01:30 at 01:50 at malamang na kakaunti ang namatay bilang resulta. Ang pinakamagandang bahagi ng isang oras ay nawala bago ipawalang-bisa ni AC Roe ang payo na “stay put”.

c. Patuloy na umasa ang LFB sa estratehiyang “stay put” na itinakda para sa Grenfell Tower na hindi kinuwestiyon, sa kabila ng lahat ng maagang indikasyon na ang gusali ay nakaranas ng kabuuang pagpalya ng kompartimento.

d. Walang sistematikong mga pagsasaayos ang isinagawa para sa impormasyon tungkol sa bilang at pinagmulan ng mga tawag sa FSG upang makausap ang mga komandante ng insidente. Sa katulad na paraan, ang impormasyon tungkol sa pagkalat ng apoy sa loob at ang mga resulta ng operasyon sa pagsaklolo ay hindi epektibong naibahagi sa mga komandante ng insidente; ang mga litrato mula sa helikopter ng pulis ay hindi available sa kanila.

e. May malubhang kakulangan sa utos at kontrol. Hindi nakapagbigay ng sapat na praktikal na tulong ang ilan sa mga senior officer kahit na agad dumating ang karagdagang mga resouce o inabisuhan man lang sila agad tungkol sa mga kondisyon at operasyon sa loob ng gusali.

f. Karamihan sa pisikal o elektronikong sistema ng komunikasyon ay hindi gumana nang maayos, tulad ng command support system (CSS) sa mga command unit.

## Ang LFB: sa control room

2.20 **Ang Kabanata 29** ay naglalaman ng mga resulta tungkol sa operasyon sa control room. Nakaranas ang tauhan ng control room ng hindi pa nangyayari noong una na bilang ng mga tawag sa 999 may kaugnayan sa sunog na humamon sa kanilang mahabang karanasan at pagsasanay. Walang duda na nakapagligtas ng buhay ang mga tauhan ng control room, subalit ibinunyag ng puspusang pagsusuri sa mga operasyon ng control room ang mga kakulangan sa pagsasagawa, polisiya at pagsasanay. Lalo na:

a. Ang polisiya ng LFB sa pangangasiwa sa mga tawag ng FSG ay nangangailangan ng pananatiling nasa linya ng mga control room operator (mga CRO) ang mga caller hanggang sa masaklolohan sila o di kaya'y lumikas sa gusali, pero ang bilang ng mga tawag ng FSG na natanggap sa panahon ng sunog ay lumampas sa bilang ng available na mga CRO, na naglagay sa kanila sa hindi kanais-nais na kalagayan.

b. Wala sa application ng polisiyang “stay put” policy ni walang espesipikong mga kinakailangang sundin kung ang FSG caller ay lilikas mula sa nasusunog na gusali ang angkop na naisaayos sa mga polisiyang dokumento ng LFB.

c. Madalas ay hindi nakuha ng mga CRO ang mahahalagang impormasyon mula sa mga caller, tulad ng numero ng flat, ilang tao ang naroroon, o kung may kapansanan ang mga tao; ni hindi nila madalas tinasa ang mga kondisyon ng mga lokasyon ng mga caller at kasunod nito ay ang posibilidad ng kanilang pagtakas.

d. Wala pang kasanayan ang mga CRO upang pangasiwaan ang maraming sabay-sabay na tawag sa FSG, sa mga implikasyon ng pasya upang lumikas, o sa mga kalagayan kung saan dapat inabisuhan ang caller na umalis o manatili sa gusali. Hindi nila batid ang panganib ng pagpapalagay na laging mapupuntahan ng mga crew ang mga caller, na isa sa mahahalagang leksyon na dapat natutunan mula sa sunog sa Lakanal House. Bilang resulta, nagbigay sila ng kasiguruhan na hindi gaanong naitatag.

e. Nang ipawalang bisa ang payo na “stay put” at sabihan ang mga naninirahan na lisanin ang gusali, hindi naintindihan ng mga CRO ang lahat na kailangan nilang ibigay ang payong iyon sa malinaw na mga pagpapahayag upang malaman ng caller na wala silang pagpipilian kundi lisanin ang gusali.

f. Ang mga paraan ng komunikasyon sa pagitan ng control room at lugar ng insidente ay improvised, di tiyak at malapit sa pagkakamali. Kaya't hindi alam ng mga CRO ang tungkol sa mga kondisyon sa tower o sa pagsulong ng mga tugon sa mga individwal na tawag ng FSG, kaya nawalan sila ng batayan ng boses sa pagsasabi sa mga caller kung paparating na ba ang tulong o hindi.

g. Ang mga taong nasa lugar ng insidente ay walang access sa mahahalagang impormasyon mula sa control room. Ang katotohanan na kinailangang tapusin ng mga CRO ang mga tawag ng FSG upang sagutin ang mga bagong tawag ay dapat nagbigay ng hudyat sa mas maraming senior officer ng control room sa katotohanan na hindi ito naging praktikal para magbigay ng wastong payo sa FSG.

h. Walang isinaayos na mga pamamaraan ng pagbabahagi ng impormasyon na nakuha mula sa mga caller sa mga CRO, at kakaunting access ng impormasyon mula sa ibang mga source. Bilang resulta, walang pangkalahatang larawan ang CRO ng bilis o parisan ng pagkalat ng apoy. Noong maaga ng insidente sinabihan ng mga CRO ang mga naninirahan na ang sunog ay nakakulong pa rin sa ika- 4 na palapag pero ay totoo ay nakarating na ito sa tuktok ng tower.

i. Kahit na may isinagawang pagsasaayos ng LFB para pangasiwaan ang malaking bilang ng mga tawag sa 999, ang pagbibigay sa kanila ng ibang mga serbisyo sa sunog at pagsagip, hindi sila naglaan ng pagbabahagi ng impormasyon tungkol sa mga kondisyon sa mismong insidente. Magkakaibang payo ang ibinigay sa mahahalagang sandali.

j. May mga kahinaan sa pangangasiwa ng mga tauhan ng control room. Napakalaki ng presyur para sa mga superbisor, subalit hindi nagbigay ang LFB ng angkop na pagsasanay para sa

mga senior staff ng control room kung paano pangangasiwaan ang malawakang insidente kabilang ang malaking bilang ng pagtawag ng FSG.

k. Naulit ang mga pagkakamaling naganap sa pagresponde sa sunog ng Lakanal House.

## Ang pagresponde ng ibang mga pang-emergency na serbisyo, RBKC at ang TMO

2.21 Ang pagresponde ng ibang mga serbisyong pang-emergency na RBKC at ng TMO ay isinaalang-alang sa **Kabanata 30**, na naglalarawan sa umiiral na mga pagsasaayos at protokol para sa magkatuwang na operasyon sa pagitan ng mga pang-emergency na serbisyo ng London. Malinaw na kahit matagumpay na naipatupad ang mga iyon sa ilang aspeto (halimbawa, ang pangangasiwa ng kordon na pangseguridad ng MPS), ang pagresponde ay hindi kanais-nais sa ibang mga aspeto. Hindi ipinakikita ng ebidensya na alinman sa pagkamatay o pinsala ay dulot ng mga pagpalyang ito subalit naglalaman ang mga iyon ng mahahalagang leksyon para sa hinaharap na malalaking sakuna sa London. Lalo na:

a. Ibinalita ng MPS ang Malaking Insidente noong 01:26 nang hindi sinasabi sa LFB o sa LAS. Ibinalita ng LFB ang Malaking Insidente noong 02:06 nang hindi sinasabi sa MPS o sa LAS; at ibinalita ng LAS ang Malaking Insidente noong 02:26 nang hindi sinasabi sa LFB o sa MPS. Walang sinabi ang RBKC tungkol sa mga pagbabalitang ito hanggang noong 02:42. Ang kawalan ng komunikasyong ito ay malubhang pagkabigo na sumunod sa magkatuwang na kaayusan sa pagtatrabaho at protokol na dinisenyo para sa mga malalaking emergency sa London.

b. Ang mga resulta ng hindi pagbabahagi ng mga balita ng Malaking Insidente ay nangangahulugan na ang pangangailangan para sa angkop na isinaayos na magkatuwang na pagresponde sa pagitan ng mga pang-emergency na serbisyo ay hindi pinahalagahan agad nang mas maaga. Na bilang resulta ay nagdulot ng kawalan ng kapwa pagkaunawa sa katangian at epekto ng sunog. Ang mga pag-uusap na dapat isinagawa sa pagitan ng mga superbisor ng iba't ibang mga control room ay hindi naganap.

c. Ang mga komunikasyon sa pagitan ng mga serbisyong pang-emergency noong gabi ng sunog ay malayo at nasa lugar ng insidente mismo, hindi umabot sa mga pamantayang kinakailangan sa pamamagitan ng mga protokol. Dapat itinalaga ang isang tagapangasiwa sa control room at direktang komunikasyon sa pagitan ng mga superbisor ng control room.

d. Ang heli-tele downlink (ang link ng komunikasyon sa helikopter ng pulis sa ibabaw) ay hindi gumana, na masamang nakaapekto sa mga operasyon ng LFB.

2.22 Ang RBKC ay nasasaklaw ng tiyak na mga pananagutan sa ilalim ng Civil Contingencies Act 2004 at mayroong pormal na “Contingency Management Plan” na nagtatakda ng kinakailangang gawin sa kaganapang pang-emergency. Walang pananagutan ang TMO sa planong iyon. May sarili itong planong pang-emergency, subalit hindi ito na-activate at gayunman ay labing limang taon nang luma. Dahil ang pagresponde ng RBKC sa sunog ay umasa sa impormasyong pinanghawakan ng TMO, hindi naging epektibo ang planong ito sa ilang mga aspeto. Isang tiyak na dahilan para sa alalahanin ang pagkaantala ng pagkuha ng attendance ng Dangerous Structures Engineer (DSE), sa kabila ng napakaraming paghiling ng LFB; isa pa ay ang pagkaantala sa pagkuha ng mga plano ng gusali, na wala sa site, wala sa ORD ng LFB at hindi available sa LFB hanggang mga 08:00.

## Pagsasara ng supply ng gas sa tower

2.23 **Kabanata 31** naglalarawan ng mga hakbang na isinagawa upang ihiwalay ang tower mula sa pangunahing supply ng gas. Ang nagsu-supply ng gas sa tower ay ang Cadent Gas Ltd (Cadent). Ang Cadent ay may legal na pananagutan para tulungan ang LFB, at nireport ang lugar ng insidente bago mag-5:00. Sa kabutihang palad, ang pangunahing inhinyero ng Cadent na si Jason Allday na nakakaalam ng mabuti sa lugar ay agad dumating sa lugar nang kusa, namahala, at nanatili nang

24 oras. Sangkot sa pagsasara ng gas sa tower ang pagputol at pagtakip ng tatlong malalaking tubo sa ilalim malapit sa mga kalye na nagsu-supply ng gas sa buong lugar. Nakumpleto ang trabaho nang 23:40 at ang natitirang pagliliyab ng apoy sa tower ay halos namatay agad.

## Bahagi IV: Pag-alala sa mga namatay

2.24 **Kabanata 32** naglalaman ng buod ng mga parangal na ibinigay sa mga taong namatay sa sunod at mga pagdinig sa pag-alala kung saan ang Pagtatanong ay binuksan. Sinimulan ng Pagtatanong sa Yugto 1 na mga pagdinig nito sa Millennium Gloucester Hotel sa Kensington kabilang ang mga pag-alala sa lahat ng namatay at pagdiriwang ng kanilang mga buhay. Pinangalanan sa bahaging ito ng report ang bawat namatay, at iginuhit ang mga ebidensyang ibinigay ng mga mahal sa buhay at mga kaibigan, na nagbibigay ng maikling buod ng kanilang buhay.

## Bahagi V: Mga Rekomendasyon

2.25 Kahit naging limitado ang Yugto 1 ng pagtatanong upang imbestigahan ang sunod-sunod na mga pangyayari noong gabi ng ika-14 ng Hunyo 2017 at maraming trabaho ang kailangang gawin, naging malinaw na ang ilan sa mahahalagang hakbang ay kinakailangang isagawa upang pagbutihin ang kaligtasan sa sunog, kabilang ang pagresponde ng LFB at ibang mga serbisyo ng pagliligtas sa sunog sa malalaking sakuna, kabilang ang mga sunog sa matataas na gusaling residensyal. **Kaya ang Kabanata 33** ay naglalaman ng mga rekomendasyon na nagbuhay sa ebidensyang narinig sa Ika-1 Yugto at mga paghahanap ng katotohanan batay dito. Hindi naging angkop na gumawa ng mga rekomendasyon sa yugtong ito may kinalaman sa mga bagay na hindi pa sumailalim sa imbestigasyon, tulad ng sistemang napapaligiran ng pagsusuri at sertipikasyon ng mga materyal ng gusali, kahit na may mga batayan para pag-isipan na may kailangang isagawang mga pagbabago.

2.26 Ang Kabanata 33 ay hindi naging angkop upang magbuod. Dapat itong basahin lahat, dahil nagpapakita ito ng mga rekomendasyon ko sa mga detalye at nagpapaliwanag sa batayan na isinagawa (o sa ibang pagkakataon kung bakit ang tiyak na mga rekomendasyon ay hindi isinagawa). Gayunman, sa sumaryo ay gumawa ako ng mga rekomendasyon para sa magbabago may kaugnayan sa sumusunod na mga bagay:

a. May available na mga impormasyon para sa mga serbisyo ng sunog at pagliligtas tungkol sa mga materyal at mga paraan ng konstruksyong ginamit sa mga panlabas na pader ng matataas na gusaling residensyal.

b. Ang mga pagsasaayos ay isinagawa ng LFB upang matiyak ang mga tungkulin nito sa ilalim ng seksyon 7(2)(d) ng Fire and Rescue Services Act 2004.

c. Ang kakayahan ng mga plano sa mga matataas na gusaling residensyal sa mga serbisyo ng sunog at pagsagip sa lugar at ang mga probisyon ng mga kahon ng impormasyon sa looban sa matataas na gusaling residensyal.

d. Ang regular na inspeksyon at pagsusuri sa mga elevator ay dinisenyo para sa paggamit ng mga bumbero.

e. Komunikasyon sa pagitan ng LFB control room at ang komandante ng insidente.

f. Ang paraan kung saan ang mga serbisyo ng sunog at pagsagip ay nangangasiwa sa mga pang-emergency na tawag.

g. Ang mga pamamaraan ng pag-utos at kontrol ng LFB at paggamit ng mga resource, lalo na sa LFB control room, ang komandante ng insidente at ang bridgehead.

h. Ang kagamitan sa komunikasyong available sa LFB para magamit ng mga crew ay ipinamahagi sa mga operasyon ng pag-upula ng apoy at pagsagip sa matataas na gusali.

i. Ang paglikas sa matataas na gusaling residensyal, kabilang ang probisyon ng kagamitan na nagpapahintulot sa mga bumbero na magpadala ng hudyat ng paglikas sa buo o piling bahagi ng gusali.

j. Ang probisyon ng impormasyon sa kaligtasan ng sunog sa mga residente ng matataas na gusaling residensyal at ang pagmamarka sa mga level ng palapag sa mga pasilyo at landing ng hagdan.

k. Ang inspeksyon ng mga pintuang panlaban sa sunog at mga device na kusang nagsasara.

l. Mga aspekto ng pagtutulungan sa pagitan ng mga serbisyong pang-emergency.

## Bahagi VI: Pagtingin sa hinaharap sa Ika-2 Yugto

2.27 Sa Ika-2 ang Pagtatanong ay maghahanap ng kasagutan sa iba't ibang tanong na itinakda sa Listahan ng mga Isyu na lumilitaw sa website na ito, ngunit bilang resulta kung ano ang natutunan mula sa trabahong isinagawa sa Yugto 1, ang ilan sa mga tanong ay tumanggap ng mas malaking pagkilala kaysa sa unang naisip at ang iba pa ay nawalan ng importansiya. Ayon sa panghuling kabanata ng report, Ang **Kabanata 34**, may tagapagturo sa mga aspekto ng Pagtatanong sa mga imbestigasyon kung saan, sa dahilan ng Yugto 1, ang partikular na atensyon ay kailangang ituon sa Yugto 2.

2.28 Ang unang mga suliranin ay may kinalaman sa namatay. Ang mahalagang elemento ng Ika-2 Yugto ay kumpletuhin ang imbestigasyon ng mga kalagayan kung paano sila namatay sa sunog. Maraming resultang kinakailangan ang isinagawa ng medico-legal sa report na ito, subalit nananatili ang pangangailangan ng mas malawak na imbestigasyon sa kalagayan na malulutas lamang ng ebidensya na ilalabas sa oras ng mga paglilitis sa Ika-2 Yugto. Sa takdang panahon magkakaroon ng oportunidad para sa mga naulila na sama-samang ipakita ang mga ebidensya may kaugnayan sa mga namatay upang maisagawa ang kinakailangang paghahanap ng katotohanan.

2.29 Kabilang sa ibang mga bagay ng tiyak na alalahanin ang:

a. Mga desisyon may kaugnayan sa disenyo ng pagkukumpuni at ang pagpili ng mga materyal.

b. Ang sistema ng pagsusuri at pagpapatunay sa reaksyon sa sunog ng mga materyal ay nilalayon para sa paggamit sa konstruksyon.

c. Ang disenyo at pagpipilian ng mga materyal.

d. Lalo na ang performance ng mga pintong panlaban sa sunog sa tower, kung sumusunod ang mga iyon o hindi sa mga nauugnay na regulasyon, ang kanilang pagmamantini at mga dahilan kung bakit ang ilan sa mga device na kusang nagsasara ay lumitaw na hindi gumagana.

e. Lalo na ang organisasyon at pangangasiwa ng LFB may kinalaman sa relasyon sa pagbabalangkas ng polisiya dahil sa karanasan, ang mga pagsasaayos para sa pagsasanay ng mga bumbero at tauhan ng control room, at mga pagsasaayos para sa pamamahagi ng impormasyon tungkol sa partikular na mga problemang may kaugnayan sa pagsugpo ng apoy sa matataas na gusali.

f. Mga babala ng potensyal na peligro ng sunog na binigay ng lokal na komunidad.

g. Ang tugon ng mga awtoridad sa kalamidad.

2.30 Naging malinaw na ang ilan sa mga aspekto ng gusali na sa isang beses na ipinagpalagay na kailangan ng maingat na imbestigasyon ay hindi gumanap sa mahalagang papel sa sakuna at sa gayon ay nangangailangan ng higit na pagsusuri. Kabilang sa mga iyon ang:

a. Lapad ng mga hagdan.

b. Supply ng gas.

c. Supply ng kuryente at history ng mga pagtaas ng kuryente.

# Kabanata 33

# Mga Rekomendasyon

## 1 Panimula

33.1 Ang Ika-1 Yugto ng pagtatanong ay naging alalahanin sa pag-iimbestiga ng sanhi ng sunog, kasunod na pag-unlad nito at ang mga hakbang na isinagawa ng LFB at ibang mga serbisyo ng emergency bilang tugon dito. Sa dahilang ito, naantig ako sa pagsasanay na ibinigay sa mga bumbero at CRO may kinalaman sa pagresponde sa mga sunog sa matataas na gusali at ibang mga insidente na katulad nito na maaaring gumawa ng malaking bilang ng mga tawag mula sa mga taong humihingi ng payo at tulong. Sangkot sa Ika-2 Yugto ang mas detalyadong pagsusuri ng tiyak na mga aspeto ng pangangasiwa ng LFB (lalo na sa pag-unawa ng modernong mga pamamaraan ng konstruksyon at sa paraan paano kumikilos ang ilan sa mga materyal na kasalukuyang ginagamit kapag nalantad sa apoy ) at ang mga hakbang na isinagawa upang sanayin ang mga opisyal nito upang rumesponde sa mga sunog sa matataas na gusali. Gayunman, ang ebidensyang ibinigay sa akin sa Ika-1 Yugto ay sapat na upang ipaliwanag ang bilang ng mga pagpapahusay na maaaring isagawa sa paraan na kung saan ang matataas na gusali ay dinisenyo, binuo, inaprubahan at pinangasiwaan at sa paraan ng pagresponde ng mga serbisyo sa sunog at pagsagip sa nasabing mga gusali.

33.2 Ang pangunahing mga kalahok at eksperto na nagbigay ng ebidensya sa Ika-1 Yugto ay nagmungkahi ng maraming hakbang na sa kanilang pananaw ay may kakayahan at dapat isagawa upang pagbutihin ang kaligtasan ng mga taong nakatira sa matataas ng gusali at dapat bumuo ng paksa ng agarang rekomendasyon. Gayunman, nagpakita sila ng napakalawak na pagkakaiba-iba ng mga pananaw. Mahalaga na anumang mga rekomendasyon na ginagawa ko rito, o sa talagang ano pa man, ang hakbang ay dapat matibay na nakabase sa mga katotohanan na nagmula sa mga ebidensyang nakuha sa pamamagitan ng Pagtatanong sa ngalan ng mga imbestigasyong ito. Iniisip ko rin na mahalagang na iutos nila ang suporta sa mga taong may karanasan sa mga bagay na nauunawaan nila. Ang mga rekomendasyon na hindi batay sa mga katotohanan ay walang halaga at ang mga rekomendasyong hindi nag-uutos ng suporta sa mga taong eksperto sa larangan ay posibleng balewalain at, kung hindi binalewala, ang pagsasabi ng panganib upang labanan ang di nilalayong mga resulta.

33.3 Sa makatwid, ang mga rekomendasyon na itinakda sa ibaba ay batay sa buong ebidensyang narinig mo may kaugnayan sa partikular na mga isyu na inimbestigahan sa Ika-1 Yugto at sa mga resulta at konklusyon na naabot sa report na ito. Hindi nila sinusubukang asahan ang ebidensyang itatawag sa Ika-2 Yugto o ang mga konklusyon na maaaring ilabas mula rito, at kapag nagpapasya kung anong mga rekomendasyon ang dapat isagawa sa yugtong ito na aking isinaalang-alang lalo sa kanilang kakayahan sa paggawa ng malaking kontribusyon sa kaligtasan ng mga taong nakatira sa matataas na gusali. Nagpapasalamat ako sa mga pangunahing nakilahok na gumawa ng mga pagsusumite sa paksang ito, kung saan isinilaang-alang kong mabuti bago gumawa ng mga rekomendasyon. Binanggit ko ang ilan sa kanila nang mas detalyado sa sumunod na mga talata.

33.4 Sa England at Wales, ang matataas na gusali ay pangkalahatang tinukoy para sa mga layunin ng kaligtasan sa sunog bilang mga gusali na mahigit 18 metro ang taas. Gayunman, ang mga regulasyon sa Scotland ay binago kamakailan upang ang mga kinakailangan may kaugnayan sa matataas na gusali ay mailapat sa mga gusaling mahigit 11 metro ang taas. Ito ay para sa pagsasaalang-alang kung ang posisyon sa England ay dapat baguhin na rin ngayon, at kung gayon, anong taas ang dapat gamitin para sa layuning iyon. Gayunman, ang tanong na iyon ay hindi sumailalim sa pagsusuri sa Ika- 1 at samakatwid ay hindi ako makakagawa ng rekomendasyon tungkol dito sa yugtong ito. Gayunman, isang bagay ito na susuriin sa Ika-2 Yugto.

33.5 Kapag isinasaalang-alang ang mga hakbang na dapat isagawa upang paghusayin ang kaligtasan may kinalaman sa matataas na gusali na pangkalahatang mahalaga upang hindi makaligtaan ang tiyak ng mga bagay. Una, kahit na walang batayan, ang mga ganoong uri ng sunog na naganap sa Grenfell Tower ay bihira. Ang malawak na paggamit ng madaling magliyab na mga pannel ng rainscreen cladding at insulation sa labas ng mga gusali at ang pagpapakilala ng mga bagong uri ng mga materyal sa konstruksyon sa mga pader sa labas ay maaaring nagdagdag sa panganib ng katulad na mga sunog, subalit ang pagpapahusay sa mga regulasyon may kaugnayan sa kaligtasan ng sunog at ang mga kinakailangan para sa pagsusuri at sertipikasyon ng mga materyal, na magiging partikular na pokus ng atensyon sa Ika-2 Yugto ay dapat may kakayahang bawasan ang panganib sa hinaharap. Ang epektibong pagkokompartimento ay posibleng manatili sa gitna ng estratiya ng kaligtasan sa sunog at malamang na patuloy na magbigay ng ligtas na batayan para sa pagreponde sa malalaking sunog sa matataas na gusali. Gayunman, sa kaso ng ilan sa matataas na gusali kakailanganin ng mga may-ari ng gusali at mga serbisyo sa sunog at pagsagip na maglaan ng mas malaking saklaw ng mga pagresponde, kabilang ang lubusan o bahaging paglikas. Kaya dapat isagawa ang angkop na mga hakbang upang paganahin ang alternatibong mga estratehiya upang epektibong maipatupad.

## 2 Paggamit ng mga madaling magliyab na mteryal

33.6 Malinaw na ang paggamit ng mga nasusunog na materyal sa mga pader sa labas ng Grenfell Tower pangunahin na ang anyo ng ACM rainscreen cladding, subalit sa anyo rin ng madaling magliyab na insulation ang dahilan kung bakit ang sunog ay kumalat nang napakabilis sa buong gusali. Ang mga survey ay isinagawa simula nang magkaroon ng sunog dahil sa paggamit ng pader sa labas na mga materyales katulad ng mga ginamit sa Grenfell sa mahigit 400 na iba pang matataas na gusaling residensyal sa buong bansa. Mula sa ebidensyang iniharap sa akin sa Ika-1 Yugto, dalawang mahalagang bagay ang naging malinaw: una, ang pinagmulan ng sunog sa Grenfell Tower ay hindi hihigit sa karaniwang sunog sa kusina; pangalawa, ang sunog ay kumalat sa cladding bilang resulta ng pag-abot sa mga nasusunog na materyal sa mga bintana ng kusina. Hindi posibleng sabihin kung ang pareho o katulad ng kombinasyon ng mga diseny oat materyales ay makikita sa alinman sa ibang mga gusali, subalit mapapansin ng mga taong may pananagutan sa matataas na gusali ang katulad na mga sistema ng cladding, kung hindi pa nila iyon nagagawang suriin kung may umiiral na pareho o katulad na kombinasyon. Gayunman, kahit na hindi nila gawin iyon, maaaring maganap ang mga sunog sa malawak na iba't ibang kalagayan at sa mga kaso kung saan kabilang sa mga pader sa labas ng gusali ang mga katulad na materyal na madaling magliyab na maaaring maabot ito sa pamamagitan ng iba't ibang ruta. Hindi ito nakakagulat kaya ang mga taong nakatira sa nasabing mga gusali ay nag-aalala sa kanilang kaligtasan. Hindi ko na kailangang irekomenda na tanggalin ang mga panel na may polyethylene sa gitna sa labas ng matataas na gusali sa lalong madaling panahon at palitan ng mga materyal na hindi gaanong nasusunog dahil malinaw na kailangan itong gawin. Mahalagang gawin ito sa lalong madaling panahon at maiparating agad sa publiko ang problema tungkol sa tila mababang antas ng pagsulong sa pagsasagawa ng trabaho pinakauna na ang House of Commons Communities at Local Government Select Committee.[1] Dahil sa natutunan sa Ika-1 Yugto tungkol sa pagkilos ng mga ACM panel na may polyethylene sa gitna kapag nalantad sa apoy, nais kong idagdag ang boses ko sa komiteng iyon sa pagpapahayag ng pananaw na ang programa sa gawaing paglutas ay dapat ipagpatuloy nang masigla hangga't maaari. Dahil sa bahaging ginampanan ng architectural crown sa pagkalat ng apoy sa Grenfeel Tower, dapat magbigay ng particular na atensyon sa mga pandekorasyong feature na binubuo ng mga materyal na madaling magliyab.

33.7 Iminungkahi ng ilan sa mahahalagang kalahok na dapat kong irekomenda na walang dapat payagang materyales para gamitin sa mga pader sa labas ng matataas na gusali na hindi Euro class A1 (ang pinakamataas nauri ng reaksyon sa apoy alinsunod sa BS EN 13501-1). Gayunman, ito ang bagay kung saan ang mga pananaw ay magkakaiba at kasunod ng pagsangguni ipinagbawal na ng pamahalaan ang paggamit ng ilan sa mga uri ng mga bagong materyales ng mga gusali na

[1] https://publications.parliament.uk/pa/cm201719/cmselect/cmcomloc/2546/254602.htm

